BUHAY NANG

# Duque Almanzor

AT NI

## Mariang matalinong bait

Sa caharian nang Toledo nang panahong
na sa capangyarihan
nang mañga moro.

———«(o)»———

Nang unang panahon sa reinong Toledo
ay ang namumuno isang haring moro
ang ngala,i, Almenon balitang totoo
salot at pang hampas sa mga cristiano.
Ito,i, may anac na isang dalaga
ang pangala,t, bansag princesa Casilda
sa sang caharian balita nang ganda
pauang natutua balang macaquita.
At sa cabaita,t, cagandahang asal
sa manga dalaga,i, tunay na uliran
cahi man at mora nahilig na tunay
sa gauang magaling mga caauaan.

Ang lahat nang bihag na mga cristiano
ang iba,i, sa cárcel pauang napepreso
lihim na lihim nğa pacacanin nito
sa malaquing aua na di mamagcano.
Sa loob nang cuarto laguing nag iisa
tuing maquiquita nang caniyang ama
siya,i, na ca luhod caya,t, nag tataca
cung ano ang gaua nitong si Casilda.
Ang alin mang moro,i, di naquiquitaan
nang gayong ugali parang nag darasal
itong si Casilda ang bucod na lamang
ang quina hiligan ugaling binyagan.
At sa arao arao ang inuugali
pag tulog nang ama oras nang tanghali
lalabas na siya mag uunti unti
tuloy sa cusina na mag mamadali.
Cucuha nang agad nang mğa cacanin
sa caniyang paño agad babalutin
bago mananaog caniyang dadalhin
sa lahat nang preso na nasasa cárcel.
Ang mğa mahirap ay nililimusan
ang mğa may saquit nama,i, dinadalao
ano panga,t, ito,i, ualang capagalan
sa mğa pag gaua tanang caauaan.
At cung dumating man ang canilang fiesta
na ipag sasaya ang Dios Mahoma
hindi naquiquita itong si Casilda
cahit man pilitin nang caniyang ama.
At mag dad..hilan siya,i, may saquit
hindi man lumabas sa caniyang silid
sa Dios Mahoma malaqui ang galit
caya nga ang puso hindi man mahilig.

Sa gayon nang gayon gaua ni Casilda
nahilig ang loob sa gauang maganda
hindi rin naualan sa alila nila
nagsumbong nang lihim sa hari ñgang ama.
Gaua ni Casilda nang pag papacain
sa lahat nang preso na nasasa cárcel
ang caniyang gaua ay lihim na lihim
sa tuing tanghali icao,i, na hihimbing.
Ang puso nang hari hindi maniuala
ano,t, si Casilda caya ay gagaua
sa mğa bihag co siya,i, ma aaua
uala mang naquita siyang halimbaua.
Bagcus ang naquita niya,i, calupitan
ang mğa bihag co,i, pinahihirapan
sari-saring hirap hangan sa mamatay
uala isa mang gauang caauaan.
Aquing susubucan cung totoo na nga
ang mga sabihan ninyo at balita
nag tulog-tulugan nang siya,i, mahiga
Casilda i, lumabas na ualang bahala.
Ang hari nagtago doon sa pintuan
yaong si Casilda,i, caniyang hinintay
at pag daraan ñga,i, tinanong pagcuan
ano ang dala mo diyan sa balutan.
Yaong si Casilda pagdaca,i, namutla
sa mabiglang tanong naualan nang diua
caya ñga,t, sumagot namang napabigla
uala po ama co,t, bulaclac na paua.
Ang uica nang hari ano,t, nag bulaan
diyata,t, bulaclac iyang nalalaman
hayo,t, bucsan mo ang iyong balutan
dini sa harap co at aquing titignan.

Baluta,i, binucsan oh ¡cahan̄ga han̄ga!
at ang nalalaman bulaclac na paua
na nag diriquitan at mg̃a sariua.
ang hari na guicla sa gayong hiuaga.
Hindi niya ma ubos isipin sa loob
itong pangyayaring talaga nang Dios
palibhasa,i, moro ang bait ay capos
ang puso at loob nag dadalang tacot.
Mag mula na noon binayaan na niya
balang maibigan nitong si Casilda
mulang arao naman lumalà ang sigla
nitong si Casilda sa gauang maganda.
Mana,i, isang arao naratay sa banig
itong si Casilda sa malubhang saquit
ang puso nang ama laguing nahahapis
lahat nang mèdico ay pauang na aquit.
Ang lahat nang gamot canilang naticman
uala ring magaua sa saquit na datay
caya ng̃a,t, sinabi sa haring magulang
ang bunso mong anac pilit mamamatay.
Sabihin pa baga ang pag hihinagpis
nang pusó nung hari nang ito,i, maring̃ig
diyata nga baga ang bunso cong ibig
ay di na gagaling sa caniyang saquit.
Isang arao n̄gani Casilda,i, tumauàg
sa caniyang ama,t, gayari ang saad
ama co aniya icao,i, maqui matiyag
nangyari sa aquin na parang pan̄garap.
Sa pag tulog co po cagabing mahimbing
lumapit sa aquin parang isang Angel
uica,i, cung ibig mo ang icao,i, gumaling
ang ihahatol co,i, agad mong gagauin.

Icao ay padala sa Bribiescang bayan
na may isang ilog ang bansag at ngalan
ilog San Vicente cung maligong minsan
agad cang gagaling sa saquit mong iyan.
Caya ñga ama co mangyaring yong sundin
aco,i, ipadala upandin gumaling
at cung hindi gayon ualang daan mandin
cung di ang mamatay ang anac mong guilio.
Ang sagot nang ama pag iisiping co
ang bayang Bribiesca sacop nang cristiano
aquin susulatan ang haring Fernando
sa pagca ñgat tunay na aquing catoto.
Na cung mangyayari ang caniyang payagan
anac cong Casilda i, sandaling dumalao
na macapaligó sa Bibriesnang bayan
upanding gumaling saquit nang catanan.
Sa haring Fernando mabasa ang sulat
nang haring Almenon tambing ipinayag
caya si Casilda na padalang agad
at nacapaligo sa ilog niyang hangad.
Agad nang sumulat itong si Casilda
at ibinalita sa mahal niyang ama
na siya,i, na ligo gumaling pag daca
ang lahat cong saquit ñgayon ay ualana.
Mabasa nang ama ang sulat na ito
sabihin ang tua na di mamagcano
ipinag bilin pang umuí na rito
mag papasalamat ang boong san reyno.
Sa sulat nang ama siya gumanti rin
ang uica,i, ama co huag mo nang hintin
pinucao nang Dios ang puso,t, panimdim
ang aco,i, pa binyag agad co rao sundin.

Caya po ama co maglualhati ca
huag mo nang hintin anac mong Casilda
sa pagca nĝa,t, nĝayon aco,i, cristiana
sa totoong Dios aco,i, sumasamba.
Ang lahat nang dioses aquing tinalicdan
sa pag ca ngat sila,i, ualang cabuluhan
uala camunti man silang cabagsican
sa pagca,t, demonio ang siyang may lalang.
Ang Dios sa Langit Dios na totoo
may gaua,t, may lalang nitong boong mundo
nang sang calanĝitan nang Angel at tauo
at tanang halamang naquiquita rito.
Ito nga ang Dios macapangyarihan
siya ang may gauá nang lahat nang bagay
at siya rin naman ang cauu-uian
nang lahat nĝang gauá niya at nilalang.
Sa caniya,i, sucat na lamang ang uicain
mayayaring lahat anomang ibiguin
pag sampalataya,i, papag titibain
sa caloloua co hangang sa malibing.
Mabasa nang ama ang padalang liham
dagoc na malaqui sa puso,i, dinamdam
ngunit pinag isip daanin sa malubay
upandin ang bunso puso,i, mag balican.
Isinulat niya ang gayaring badya
di yata bunso co mauauala cana
nag iisang sanlang naiuan nang ina
aco,i, iiuan mo baquin matanda na.
¿Sinong cacalinĝa,t, titinĝin sa aquin?
¿sino pa ang bunsong aquing tatauaguin?
¿sino sa dusa co mag bibigay alio?
uala si Casildang dapat na tuminĝin.

¿Sino ang hahauac nang aquing corona?
cung aco,i, mamatay ¿sinong mag mamana
icao nga lamang tunay heredera
halina bunso co halina halina.
Halina bunso co ang ama mo,i, tingnan
ang loob cot puso,i, namahay sa lumbay
halica,t, aliuin nang di mamatay
ganti mo nang loob saiyong magulang.
Ñguni at hindí rin pinaquingan lahat
na sabi nang ama at mga pag tauag
binuco sa puso ang siyang matapat
ang loob nang Dios at siyang matupad.
Paris nang guinaua niyong poon natin
na si Jesucristo hindi man pinansin
ang luhá nang ina at dinaing daing
ang utos nang ama siyang tinupad din.
Siya,i, nag pagaua nang isang capilla
sa tabi nang ilog pinaliguan niya
ito ang pinili at dito natira
bilang hermitaña nag pepenitencia
Matanto nang ama na di siya paquingan
sa caniyang pag samó sa anac na hirang
nag ningas ang galit nag isip na naman
nang isang mabuting magauang paraan
Siya,i, nagpa gayac nang daquilang hocbo
mḡa matatapang na mḡa sundalo
at ipalulupig yaong tanang reino
pinag haharian din nang mḡa cristiano.
Ang inihalal na pinaca general
ang duque Almanzor pamangquin ding tunay
ipinag-utos nañgang lupiguin niyang tanan
yaong mḡa reino nang mga binyagan

Ang reinong Aragon ang unahin niya
sapagca ñga,t, ito ay bagong binaca
nang haring D. Sancho sa reinong Castilla
binihag ang hari capatid din niya.
Ito ngang hari sa Castillang reino
ang pangala,t, bansag ay haring D. Sancho
nag isip lupiguin ang haring Alonso
hari sa Aragon capatid din nito
Silang mag capatid ay anac na tunay
nang haring Fernando at bago namatay
pinag bahagui niya ang sang caharian
nang ang tatlong anac mañgag hari naman
Ang reinong Castilla sa anac na Sancho
ang Aragon naman sa haring Alonso
sa cay D. Garcia ang Galiciang reino
gayon ang pamana nang haring Fernando.
Sa mña consejo maraming sumauay
masama po hari ang pacanang iyan
ang maguiguing buñga madlang caguluhan
nang mña anac mo cung icao,i, mamatay.
Mabuti na lamang cung sila ngang lahat
mag caisang loob pauang mag si payag
at cung hindi ñgani malaquing bagabag
sila sila rin ñga siyang mag lalamas.
Isa pa sa roon itong caharian
cung ma pag bahagui mña munti lamang
cung baga,t, bacahin nang mña caauay
palibhasa,i, munti paano ang pag laban.
Ang sagot nang hari ang mña anac co
pauang matutua sa pacanang ito
ibig cong maquita na sila ngang tatlo
sila,i, mag caroon nang corona,t, cetro

Cung ang mga moro,i, di co alaala
sapagca at sila,i, caibigan co na
di na mag iisip ang sila,i, bumaca
ang catahimican ang ibig na nila.
Caya ang biling co sa canilang lahat
na mg̃a anac co ang sila,i, pumayag
sa calooban co,t, aquing igagauad
ang bendición co,t, sila,i, magcapalad
Ang hindi pumayag sa aquing caloob
ay sinusumpa co sa ng̃alan nang Dios
siya,i, parusahan nang catacot-tacot
hangang nabubuhay sa dusa,i, lumubog.
Caya nang mamatay canilang guinanap
silang mag capatid may coronang hauac
ang haring D Sancho masaquim sa lahat
ang ibig pisanin siya ang mag hauac
Sapagca,t, siya rao anac na pang̃anay
siya rao ang dapat magmana nang tanan
huag bahaguinin itong caharian
sapagca,t, di dapat mag hiuahiualay.
Nang hindi pumayag ang ibang capatid
ang haring D. Sancho pagdaca,i, nagalit
ninasang bacahin daanin sa pilit
yaong ibang reino at caniyang malupig
Caya ng̃a nag gayac nang malaquing digma
ang reinong Aragon nilusob na cusa
ang haring Alonso nama,i, nahahanda
sa malaquing parang sila,i, nag sagupa.
Bumaha ang dugo sa parang at bundoc
bangcay ay nag lutang natang̃ay nang agos
ang dalauang hocbo capua ay naubos
sa di tumitiguil nang paquiquihamoc.

Ang haring Alonso parang naguiguipit
sa nacatungaling tunay na capatid
caya nğa naman sa malaquing galit
nang haring D. Sancho siya,i, pinag-usig.
Sa inurong urong siya,i, nabaligtad
ang haring Alonso sa inilag ilag
nahulog sa bangin hindi macaaquiat
caya nga,t, naraquip at siya,i, nabihag.
Siya,i, isinama nang haring D. Sancho
sa reinong Castilla siya,i, napreso
sabihin pa baga ang haring Alonso
malaqui ang hapis sa nangyaring ito.
Halos arao gabi siya,i, nananangis
sa casamang palad caniyang nasapit
ang anomang samo,t, mğa pamamanhic
ang haring D. Sancho hindi man maquinyig.
Sampu pa nang caniyang mğa taong mahal
at mğa basallos namanhic na tanan
na cung mangyayari caniyang paualan
ang haring Alonso,t, capatid ding tunay.
Hindi rin pumayag ang haring D. Sancho
caya nğa nagalit ang mga basallo
sa casaquiman nga,t, catacauan nito
pauang nag si ilag ang lahat nang tauo.
Siya,i, nag halal nang isang Gobernador
na mag aalaga sa reinong Aragon
caniyang pag husain ipag tangol tuloy
sa alin mang sucab na lulusob doon.
Icao,i, mag ipon naman nang hocbo
na baca sacali bacahin nang moro
icao ang bahala ipag tangol mo
hangang may lacas ang Aragon reino

Sapagca,t, iñisip ang bacahin niya
ang isang capatid na haring Garcia
ito nḡa ang hari sa reinong Galicia
bigay na pamana nang canilang ama
Bago susunod dao caniyang babacahin
ang haring Ramiro caniyang amain
hari sa Navarra ito,i, capatid din
nang haring Fernando ama nilang guilio.
Sa arao at gabi hindi macatulog
at ang casaquiman palagui sa loob
di na alaala ang galit nang Dios
capatid ding tunay siyang nilulusob.
Sa boong acala,i, totoong magaling
ang caniyang gaua nitong pag sasaquim
hindi niya alam ang huling darating
parusa nang Langit hampas na mariin.
Sa gayong caraming mḡa camorohan
baquit di bacahin at doon manamsam
huag ang capatid capua binyagan
siyang binabacang pinag pipilitan
Ang lahat nang ito,i, natanto rin lahat
nang haring Almenon sa Toledong ciudad
natanto rin naman na nagsi si ilag
sa haring D. Sancho ang tanang alagad.
Caya inautos na unahin nila
ang reinong Aragon dahil mahina na
at bago ituloy sa reinong Castilla
huag titiguilan lupiguin pagdaca.
Cahit bata pa ang duque Almanzor
bilang labing anim dinadalang taon
nababalita na sa tapang at dunong
sa lacas gayon din mistulang si Samson.

Maipon ang hocbo pauang nag si lacad
ang reinog Aragon canilanng tinahac
sabihin ang ingay sa parang at gubat
hangang sa dumating sa Aragong uacas.
Nag si tiguil muna bilang nag pahinga
at saca nag utos nagpa embajada
sa puno,i, sabihin na magsi suco na
sa aming general sila,i, cumilala
Yaong embajador lumacad pagcuan
at naquipagquita sa punong general
caniyang sinabi huag nang lumaban
isuco ang bayan nang di mangamatay.
Caramihan namin ay caguicla-guicla
sampung lacsa caming bihasa sa guerra
cung cayo,i, lalaban iyong maquiquita
ang loob mo,t, puso,i, pilit mangangamba.
Ang mga tauo mo,i, iyong caauaan
na ualang pag sala pauang mamamatay
ang masasapit pa,i, itong caharian
sa alab nang apoy pilit mapupugnao.
Ang sagot nang punó ay iyong sabihin
sa iyong general itong aquing bilin
siya ang mag ingat cung siya,i, abutin
nang mga camay co siya,i, duduruguin.
At ang sampung lacsang cabilangan ninyo
culang pang lipulin nang dala cong hocbo
caya homayo ca,t, aco,i, hintin ninyo
at aco,i, lalabas magquiquita tayo.
Anang embajador cung aayao ca rin
pumayag sa aquing mga hinihiling
aco,i, paalam na,t, aquing sasabihin
sa aquing general na cayo,i, hintin.

Nang macaalis na,i, nag utos pagdaca
yaong gobernador mag ipong lahat na
ang mga guerrero na mĝa bihasa
pag lacad nang hocbo siyang manĝunĝuna.
Nag si lacad nanĝa na hindi naliban
hangang sa dumating sa mga caauay
sabihin pa baga nang mag sagupaan
ang lintic at culog ay tantong alanĝan.
Ang duque Almanzor parang may pacpac
sa caliua,t, canan nang paquiquitalad
caya.t, umuulan ang nag sisi lipad
na ulo at catauan espada at sibat.
Bumaha ang dugó sa malaquing parang
natanĝay nang agos yaong mĝa bangcay
ang duque Almanzor hindi napapagal
hangang di naubos ang mĝa caauay.
Bilang tatlong arao bago nag catapos
ang taga Aragon pauang nanĝaubos
yaong gobernador cumilalang lubos
sa haring Almenon siya,i, napasacop.
Di masabing yaman canilang nasamsam
sa mĝa natalo na mĝa caauay
siyang pagca tiguil niyong caguluhan
quinamtan nang bayan ang capayapaan.
Ang duque Almanzor naman ay nag utos
na manĝag pahinĝa ang soldadong pagod
at sa icatlong arao tayo ay lulusob
sa reinong Castilla nang ating masacop.
Siya,i, nag halal nang mag aalaga
sa reinong Aragon ay ma mamahala
caniyang pag husain caguluhang paua
upandin ang bayan lubos mapayapa.

At ang haring Sancho hindi tumitiguil
ang haring García,i, ibig na lupiguin
capatid din niya cung hindi masaquim
baquit aagauan niyong reinong angquin.
Sa haring D. Sancho marami ang galit
dahil sa ugali na lubhang malupit
basallos man niya pauang hindi ibig
sumama sa caniyang mga iniisip.
Ano,i, sa matanto nang haring D. Sancho
na siya,i, loloob an nang hocbo nang moro
pagdaca,i, nag utos mag ipon ang tauo
siya,i, mag hahanda nang malaquing hocbo.
Manga tauo nama,i, pauang aayao
caya nga,t, nagtago yaong caramihan
matanto nang hari ang puso,i, nag damdam
paano ang pag laban sa mga caauay
Ang loob at puso ay babaling baling
hindi matutuhan ang mabuting gauin
at cung sinong Dios caniyang tatauaguin
ualang sala nganing siya,i, tatalunin.
Naisip isipa,i, hanapin niya
yaong astrólogong may dunong na sadya
marunong mang hulá sa Astrologia
doon itátanong ang pálad sa guerra.
Astrólogong ito ang ngala,i, si Merlin
balita nang dunong ito ay moro rin
at nang huhula nang mga darating
caya naisipan caniyáng pag hanapin.
Capagdating doon sa cuebang tahanan
siya ay tumauag naman sa pintuan
ang unang pag tauag ay marahan lamang
at ang icalaua,i, may calacásan.

At ang icatlo ay lalong malacas
gayon ang ugali sino mang tatauag
at cung dili gayon hindi matitinag
yaong manghuhula magagalit agad.
Matapus ang tauag ang pinto binucsan
ang uica nang hari Merlin iyong turan
sapagca,t, aco,i, daratnang ligamgam
ang hocbo nang moro aco ay looban.
Nabalitaan co ang dunong mong sadya
nacapanghuhula sa astrologia
anomang darating sacuna,t, iba pa
nahuhulaan mo na ualang pag sala.
Caya ang uica co,i, mangyaring hulaan
ang casasapitan niring capalaran
huag mabahala sa iyong pautang
at gagantihin cong paiibayuhan.
Mangyari mong turan ang masasapit co
mananalo cayá ó sa pagcatalo
pag uusisain co anang astrólogo
sa astrologia nang dios Apolo.
Pumasoc sa silid ang libro,i, binucsan
nang astrologia,t, binasang marahan
aniya,i, hari ngayon ay paquingan
mga sinasabi nitong carunungan.
Dito,i, sinasabi iyong uliniguin
pag babacang ito tanang sasapitin
nang capalaran mo at ang daratingin
ang libro cong ito,i, aquing babasahin.
May isa rao ibon aniyang lilitao
doon sa dacong lulubugan nang arao
totoong malaqui masaquim matacao
nang limbas na itong lubhang tampalasan.

Sa catacauan nğa pag siya,i, cumain
sa lalamunan nğa,i, hihinto,t, hihirin
at mamumuo pa,t, titigas na tambing
caya madlang hirap siyang sasapitin.
Tumauag tauag ma,t, siya,i, manuluyan
ay ualang tatangap na sino man lamang
mumurahin pa nğa,t, lalaitin naman
bayad sa caniyang tantong casaquiman.
Sa guinala gala sa parang at bundoc
siya,i, nag titiis nang gutóm dayucdoc
at mag papalahao nang catacot-tacot
uala mang maaua sa caniya,i, mag copcop.
Sa guitna nğa nitong mğa cahirapan
at calaguim laguim niyang pagca buhay
ang mapag sasapit maguing cahanganan
ang siya,i, mamatay na cahambal hambal.
Nğayon naman hari natanto mo na
mğa sinasabi sa astrologia
icao nğa yaon at hindi sasala
siya mong daratnin iyong maquiquita.
Sabihin pa baga ang pag hihinagpis
nang puso nang hari nang ito,i, maringig
magmula na noon namahay sa saquit
sa lungcot at lumbay at sa pananangis.
Di caguinsa guinsa sa darating naman
ang hocbo nang moro di masabing ingay
ang haring D. Sancho ay sa catacutan
nuha nang cabayo at siya,i, tumanan
Maquita nang hocbo ang hari ualá
hindi macalabas ualang mamahalá
ano pang gagauin cung di ang patalo nğa
ang duque Almanzor pumasoc na biglá.

Yaong mĝa tauo sa loob nang Ciudad
pauang nangag tacbo sa malaquing sindac
caya nĝa marami ang tauong nabihag
mĝa cayamanan nasamsam na lahat.
Ang haring D. Sancho nagtacbo sa bundoc
at sa isang cueba nagtuloy pumasoc
dito,i, tinanĝisan nang calunos lunos
nasapit nang palad sa dusa,i, lumubog.
At sa mĝa cubo niyong mĝa pastor
siya,i, naquiusap na maquiquituloy
naquilala siya caya,t, itinugon
cung dito sa amin huag cang tumuntong.
¿Nasaan ang iyong mĝa casaquiman?
¿nasaan ang iyong mĝa catacauan
¿napa saan nĝayon ang capalaluan
di mo na magaua ang pananampalasan?
Ito ang nasapit nang haring D. Sancho
na iguinagalang nang boong sang reino
inalipusta nĝa nang mababang tauo
ualang mag patuloy na alin ma,t, sino.
Caya namalagui sa capighatian
laguing nanangis sa gabi at arao
namamatay gutom gayondin sa uhao
uala mang maaua na taong sino man.
Parusa nang Dios sa haring D. Sancho
sucat bang mag tanong sa lilong demonio
hinanap pa niya yaong astrólogo
sumampalataya sa sinabi nito.
Caya nga nasapit siya,i, binayaan
matupad ang hulang pinaniualaan
ito ang nasapit hirap casaquitan
titiisin niya hangang camatayan.

Baquit di nangapit sa aua nang Dios
baquit di nag sisi nang lubos na lubos
upandin maaua mag lubag ang poot
nang Dios na Poon at siya,i, quinupcop.
Natupad ang hula niyong astrólogo
sumampalataya sa mg̃a demonio
caya di sucat gauin nang tauong cristiano
ang mg̃a guinaua nang haring D. Sancho.
At nag panihalá ang punong general
ang mg̃a sundalo pauang inutusan
pag hanapin nilang capilit pilitan
ang haring D. Sancho sa bayan ma,t, sa parang.
Sabihin pa baga ang mg̃a sundalo
pagcaring̃ig nila nang utos na ito
nagsigala agad sa loob nang reino
at ipinag tanong ang haring D. Sancho.
Nang uala isa man sa loob nang bayan
na macapag sabi cung ito,i, nasaan
lumabas na sila,t, hahanapin naman
sa bundoc at gubat mga caparang̃an.
Sa hinanap hanap canilang naquita
sa loob nang cueva ng̃uni at patay na
yaong mg̃a moro,i, pauang nagtataca
uala mang basallo na ipinagsama.
Sila,i, nagbalic na sa loob nang bayan
canilang sinabi sa punong general
ang haring D. Sancho aming natagpuan
sa loob nang cueva malamig nang bangçay
Matanto nang puno ang nangyaring ito
nag utos nang agad na parunan ninyo
at inyong ilabas ang haring Alonzo
na nasa sa cárcel dalhin agad dito.

Mahangŏ ang hari humarap pagcuan
sa duque Almanzor na punong general
ang uica,i, ó hari ligtas cang tunay
icao rin ang aquin ngayong ihahalal.
Icao ang mag hari sa reino ring ito
at gayon din naman sa Aragong reino
at sa taon taon ay bubuis cayo
inyong ihahatid sa reinong Toledo.
Ang haring Alonzo naman ay pumayag
ano panĝa,t, siyang narating nang palad
sa duque Almanzor ay napasalamat
nanĝacong mahigpit na siya,i, tutupad
Ang hocbo nang moro,i, nanĝag si uí na
marami ang bihac canilang dinala
sa reynong Toledo canilang dinala
di masabing tuá naman nang monarca.
May isang matanda canilang nabihag
Andres ang panĝalan may dalauang anac
mĝa binibini na sacdal nang dilag
nang sila,i, dumating sabihin ang hirap.
Anac na panĝanay ang nĝala,i, Juana
at ang icalaua nĝala,i, María
ito ang lalo na totoong maganda
sino mang tumitig pilit na sisinta.
At may isang parê na bihag din naman
siyang nacasama nila sa lacaran
ang nĝala,i, Ambrocio sabihin ang pagal
nang sila,i, dumating sa Toledong bayan
Si Andres at sampuong mĝa anac niya
sa isa nĝang cubo sila ay tumira
di masabing hirap nilang mag aama
at sa bayang yaon ualang caquilala.

Caya naisipang gumalá sa bayan
humanap nang gaua na icabubuhay
nilang mag aama at nang may itagal
mag tiis pumasan nitong cahirapan.
Ang biling mahigpit sa di lauang anac
tiisin sa loob ang lahat nang hirap
sa Dios na poon ipag pasalamat
sapagca,t, siya rin ang siyang may gauad.
Laguing manalangin humiñgi nang aua
na maca tagal din sa pag daralitá
sa pagcacasala,i, umilag na lubhá
nang hindi mapoot ang poong may gaua.
Gayon din naman huag maquialam
canilang ilagan maquicaibigan
cung tungcol din moro at hindi binyagan
ang canilang secta inyong ilagan.
Ang guinaua naman ni padre Ambrosio
siya,i, nag oficio nang pag memédico
nabalita naman mabuting totoo
pauang nag si galing ang gamutin nito.
Sa panahong ito naman si Casilda
nang matanto niya ang gaua nang ama
latong inululan mga penitencia
pag hiñgi nang aua sa Vírgen María.
Sa caniyang gauang mga cabanalan
maraming dalaga nahicayat naman
caya,t, naquiusap sa caniya,i, pipisan
at sa cabanalan sila ay maacay.
Pinalac-han pa nga ang Capilla niya
dahil dumarami ang mğa dalaga
na naquiusap ibig ay sumama
na maquiquipisan nang maacay sila.

Malaqui ang tua ni Casilda naman
sa mĝa dalagang nangagca capisan
silang lahat nĝa,i, nangag uunahan
sa pananalanĝi,t, gauang cabanalan.
Nabalita nanĝa itong si Oasilda
sa maraming bayan cabanalan niya
marami ang taong na pa sa Bibriesca
itong si Casilda ibig maquilala.
Caya nĝa ang buong Bibriescang bayan
ang tauag na dati ay Casilda lamang
ang nĝalan ngang ito ay binago naman
at ang tauag ngayon ay Santang maranĝal.
Ang princesa naman sa reynong Sevilla
ang pangala,t, bansag princesa Zaida
nag sadyang dumalao dito cay Casilda
dating caibigan capua princesa.
Pagdaca,i, nag yacap laguing catuaan
nang magquiquita na ang mag caibigan
puso ni Casilda ay napapamaang
di pa niya alam na ito,i, binyagan.
Aquing sasalitin naguing buhay niya
caya nahicayat siya,i, nag cristiana
yaong nag hahari ngayon sa Sevilla
ngela,i, Benhabet tunay niyang ama.
Ang princesa Zaida ay cabalitaan
sa gandang babae at sa cabaitan
ang pusó at loob nahilig na tunay
sa magandang gaua,t, mga cabaitan.
At panahon naman sa Castillang reyno
na nabubuhay pa ang haring Fernando
naisip isipan magpa gaua ito
nang isang simbahan malaquing totoo.

At tinatalagang pag ipunin niya
sa simbahang ito ang mg̃a reliquia
tanang mg̃a buto nang santo at santa
lalong lalo na ang cay Santa Justa.

At ang Santang ito ay tauong tunay
sa bayang Sevilla caniyang Tinubuan
mag papalcoc gauang pagcabuhay
lihim na lihim ng̃a,i, nag cristianang tunay.

Caya naquilala na siya,i, cristiana
dumating ang arao na ipinag fiesta
ang dios nang bayan profeta Mahoma
ang lahat nang tauo ay pinasasamba.

At bucod ng̃a lamang ang totoong aayao
sumamba sa gayong idolong larauan
ang bunying si Justa na dalagang banal
caya ng̃a dinaquip at pinahirapan.

Anomang pahirap na gauin nila
hindi man pumayag ang banal na Justa
hangang sa nalagot quinitlang hining̃a
namatay na martir at daquilang Santa.

Caya ng̃a inisip nang haring Fernando
na macuha niya yaong mg̃a buto
ng̃uni,t, di papayag yaong haring moro
sapagca ng̃a,t, galit sa mg̃a cristiano.

Pinag isip isip ang mabuting gauá
siya,i, nagpa gayac nang malaquing digmá
culung̃in nang hocbo ang Sevillang lupá
at upang sa gayon macuha ang nasá.

Ang punong general nang caniyang hocbo
ang caniyang anac príncipe Alonzo
bagong taong basal mistulang guerrero
sa alin mang digmá balitang totoo.

Sa gandang lalaqui tunay na Adonis
at si Marte naman sa año at tindig
ang ugali niya totoong mabait
sa mg̃a sugatan malaqui ang hapis.
Magayac ang hocbo nang̃ag si lacad na
at caniyang inuna yaong Lucitania
pinasoc nang hocbo,t, caniyang binaca
hangang di nasupil at nabihag niya.
Pagca bihag niya bago nagtuluyan
sa Andalucía binaca riñ naman
hangang di natalo hindi tinugutan
caya ng̃a,t, sumuco yaong boong bayan.
Hindi nagtitiguil ang canilang lacad
at ang bayan bayan pauang binibihag
ang mg̃a halaman nama,i, sinisilab
hangang sa malapit sa Sevillang Ciudad.
Ano,i, sa matanto nang haring Benhamet
ang caniyang marahas na pamimiyapis
ang boong sang reino ay na sa panganib
caniyang naisipan iligtas sa hapis.
Siya ay nag utos nagpa embajada
sa príncipe Alonso mangyaring itiguil na
ang pamimiyapis at babayaran niya
ang tanang nagugol niyang hocbo nila.
Nang matanto naman nang príncipe Alonso
nagpa sabi agad sa haring Fernando
ang hinihiling niyong haring moro
na pagbabayaran nagugol uang hocbo.
Na itiguil lamang ang lacad nang digmá
ang haring Fernando nama,i, natuá
pagca,t, masusunod yaong ninasá
macuha ang buto nang Sanfang daquilá

Nag casundo na nğa mğa salitaan
nang dalauang hari binanap pag cuan
yaong mga buto nang Santang marangal
hindi rin naquita nila ang baunan.
Nğuni,t, ang naquita yaong mga buto
nang mahal na Santo S. Isidoro
ito ang dinala nang haring Fernando
doon inilagay sa simbahang bago.
Ang princesa Zaida mana,i, isang arao
dumulog sa ama gayari ang saysay
ama co aniya mangyaring paquingan
nangyari sa aquin parang panaguimpan.
Dumulog sa aquin si S. Isidoro
at ang dinaramit ay damit Obispo
at ang pagmumuc-ha,i, masayang totoo
sa caliuanagan ay nasilao aco.
Ang uica sa aquin aco,i, inutusan
nang Dios na poon icao,i, pag sabihan
icao rao,i, pabinyag huag maliliban
nang iyong macamtan ang Langit na bayan.
At cundi gayon pilit masasadlac
ang caloloua mo sa totoong ningas
caya nğa bunso susundin mong agad
ang utos nang Dios icao,i, pabinyag.
Caya nğa ama co mangyaring payagan
ang anac mong bunso macapag binyagan
ang sagot nang ama pano caya iyan
pilit magagalit itong ating bayan.
Aco ay susulat sa haring Fernando
siya,i, mag gayac na lihim nang hocbo
na mag general ang principe Alonso
at sa gayong gubat mag tagó animo.

Dahil ang bunso co princesa Zaida
ay nag pupumilit na maguing cristiana
aquing uutusan na mangaso siya
sa gubat na yaon inyong maquiquita.
Inyong bibihaguin ilacad pag cuan
catiuala aco,t, cayo,i, tauong mahál
puri nang anac co inyong iingatan
huag itutulot na maruurumihan
Cung aquing matanto anac co,i, nabihag
aco,i, cunuari magagalit agad
ang aquing hocbo saca pa igagayac
hindi na aabot malayong di palac.
Príncipe Alonso malaqui nng tua
pagdaca,i, lumacad na may dalang digmá
anopa,t, naganap nasunod ang nasa
princesa,i, nabihag at dinala nanga.
Sa reinong Castilla pinabinyagan
at María Trinidad ang naguing pangalan
ang princesa Casilda dating caibigan
pinag sadya tuloy caniyang dinalao.
Hindi na umalis at doon tumira
at silang dalaua laguing magcasama
tumubo,t, lumago cabanalan nila
caya nga at sila capua naguing Santa.
Ang magca casama na cadalagahan
malaqui ang tua sa mag caibigan
mga gaua nila siyang nacaacay
sa pag aayunar at sa cabanalan.
Isang gabi ngani na nagugupiling
itong si Casilda tulog ay mahimbing
siya ay pinucao niyong isang Angel
ang uica,i, Casilda ngayo,i, iyong dinguin.

Ang utos nang Dios icao ay humanda
caniyang gagantihin ang lahat mong gaua
sa icatlong arao cucunin cang cusa
cacamtan mo,i, Langit na bayan nang tuá.
Pagca sabi nito,i, nauala pagdaca
sabihin pa baga itong si Casilda
malaqui ang tua at pagca ligaya
nang caniyang matanto yaong embajada.
Dinagdagan nanga tanang cabalan
pag pepenitencia at pag aayñnar
ang mga casama tinauag pag cuan
at bago nangusap nang gayaring saysay.
Manga capatid eo inyong ulinisuin
ang sabi sa aquin niyong isang Angel
sa icatlong arao aco ay cucunin
sa gloria nang Langit aco ay dadalhin.
Caya mga guilio aco ay tulungan
sa pananalangin at pag aayunar
hangang sa dumating ang icatlong arao
at aco sa inyo ay magpapaalam.
Pagca sabi nito,i, sabihin pa baga
mga pananangis nang magca casama
diyata po baga at iiuan mo na
sa balat nang mundo cami maulila.
Sinong magtatangol sinong magcucubcob
caming maralita,t, mahihinang loob
umaasa caming sa tulong mo,i, lubos
cami nagtitibay sa gracia nang Dios.
At ngayong cami ay mahihinapa
agad mong iiuan sa pangungulila
ang catulad namin ay pilay ang paa
sino ang aacay cung icao,i, ualana.

Uica ni Casilda mg̃a aquing ibig
huag icalumbay ang aquing pag alis
sapagcat talaga nang Dios sa Lang̃it
ang aco,i, ma una at siya niyang ibig.
Cung aco,i, naroon na sa Lang̃it na Gloria
ang itutulong co sa inyo,i, lalo na
malaquing totoo at ualang pag sala
cacalingaing co cayo mg̃a sama.
Ang ihahalal cong pinacacatauan
si María Trinidad aquing caibigan
ang balang iutos niJa,t, pang̃angaral
iniyong tutuparin para acong buhay.
Ang lahat nang gaua natin ditong dati
huag lilimutin gagauin parati
sa pananalangin ay mananatili
sa ganang maganda magpapacauili.
Cayo,i, pa aampon sa mahal na Vírgen
palibhasa,i, inang lubhang maauain
cayong mg̃a sama ay cacaling̃ain
sa Lang̃it ay tayo magcacapisan din.
Nanalangin nanga nag sasamang lahat
hangang tatlong arao canilang guinanap
caya nang dumating ang tadhanang horas
doon cay Casilda pauang nag si harap.
Casilda,i, nang̃usap nang gayaring turing
cayo,i, maquinig mg̃a aquing guilio
yaong dating gaua huag lilimutin
cayo,i, mag mataman sa pananalang̃in.
Aco,i, umalis man di macalilimot
idadalang̃in co cayo aquing irog
ihihing̃ing aua sa poong cay Jesús
siya ang bahalang sa iniyo,i, mag cupcop.

Caya paalam na mg̃a aquing ibig
aco,i, tinatauag nang Dios sa Langit
pag cauica nito mata,i, ipiniquit
siyang pagcalagot nang hinig̃ang quiquip.
Sabihin pa baga ang panambitan
nang mag casamang cadalagahan
pauang nag si daló halos boong bayan
mata,i, lumuluha at nanga lulumbay.
Ang magcacasama na mg̃a dalaga
siyang una unang humalic sa paa
nang canilang puno,t, bancay ni Casilda
bago nag si sunod naman yaong iba.
Hangang sa mahusto bilang tatlong arao
na nabuburol ng̃a cay Cásildang bancay
yaong mg̃a tao hindi magcamayao
na nagsisi dalao taga ibang bayan.
Ang mg̃a may saquit nama,i, gayon din
humalic sa paa nitong Santang Vírgen
sa laquing himalá pauang nag si galing
ang canilang saquit na idinaraing.
Na balita nang̃a itong si Casilda
umaquiat sa Lang̃it yaong caloloua
caramihang pare nang̃ag sirating na
gagauin ang libing nang mahal na Santa.
Iguinayac nanga yaong yaong paglilibing
sicsican ang tao na nagsisirating
hindi mag cauasto gulong-gulo mandin
bago nagcahusay inabot nang dilim.
Inilacad nang̃a ang mahal na bancay
ipinag procesión hangan sa simbahan
ca pagdaling doon pinag responsahan
niyong mga pare hangang catapusan.

Ano,i, sa matapus ang lahat nang ito
pauang nag si ui yaong mĝa tao
bangcay ni Casilda sa loob nang templo
doon nahabilin dapat ngang totoo.

Ang duque Almanzor aquin pagbalican
mana,i, isang arao siya,i, nag papasial
sa tapat ni Andrés siya naparaan
may isang dalagang doo,i, nacadungao.

Ang dalagang ito i, di iba,t, si María
ang mahal na duque tinablan nang sinta
dumating sa bahay puso ay balisa
dina napalagay sa ganitong ganda.

Di nga nailagan ang mabisang tunod
tudla ni Cupido sa puso at loob
babali-balicuas hindi macatulog
daig ang malubhang hindi na magamot.

Pagdaca,i, tinauag yaong Secretario
uica,i, paroon ca,t, ipagtanong mo
cung sino ang ama niyong naquita co
dalagang sa ganda,i, larauan ni Febo.

Sa gayon lansangan doong co naquita
at sa isang cubo doon natitira
cung masunduan mo ang caniyang ama
yong anyayahan dito ay sumama.

Yaong secretario,i, lumacad pag cnan
at ipinag tanong ang amang magulang
niyong ngang dalaga sa cubo ang tahan
ang taong tinanong sumagot din naman.

Ang ama aniya ay nagpapaupa
at sa gayon luagar yong maquiquita
itong secretario lumacad pagdaca
at naquipag usap sa nasabing ama.

Ang uinicai,, icao ipinatatauag
nang mahal na duque sumama cang agad
at ibig carao niyang macausap
caya abatana,t, nang yong matatap.
Anong ibig caya nang duqueng marangal
ani Andrés aco,i, mahirap ang buhay
ualang mapapala sa aquing anoman
ano baga caya,t, aco,i, cailangan.
Baca hindi aco ang ipinatatauag
tila na mamalí ca nang yong paghanap
sa aquin ay ualang mapupulong sucat
sapagca,t, aco,i, aba ay taong mahirap.
Caya nga ang dapat ay sumama cana
nang yong matantu anong ibig niya
si Andrés nag tindig at isinalong niya
ang caniyang guloc at bago sumama.
Nang dumating doon sa tinatahanan
palacio nang duque na bat-bat nang yaman
caya ng̃a,t, si Andrés ay napapamaang
at napupahang̃a sa gayong carictan.
Ang mahal na duque ay napapahilig
sa caniyang sillang malabis nang diqnit
caya ng̃a,t, si Andrés alangang lumapit
ang uinica,i, duque ano po ang ibig.
Ang sagot nang duque ibig cong halinhan
ang pagcalagay mong mahirap ang buhay
paguinhauahing ca cung yong payagan
anac mong dalaga sa aquin macasal.
Ang sagot ni Andrés di mangyari yaon
ang uica nang duque baquit caba gayon
aco,i, taong mahal tingnan mo na ng̃ayon
at camaganac pa niyong Emperador.

Bucod pa saroon aco ay mayaman
sagana sa tanan mg̃a bagay-bagay
ano ang dahilan at icao,i, a-ayao
sampung icao naman maguiguinhahuan.
Ang sagot ni Andrés anomang sabihin
hindi mangyayari,t, aco,i, a-ayao rin
ang uicang duque cung aco,i, ibiguin
nang mahal mong anac ano ang gagauin.
Ang sagot ni Andrés ay papataingco
na ualang pagsala yaon po,i, totoo
ang uica nang duque at papatain mo
cung gayon ay preso dica aalis dito.
¿Aco ay preso? cay Andrés na uica
binunot ang guloc ang duque tinaga
at bago nagtacbo siyang biglang-bigla
dumating sa bahay muc-hay namumutlá.
Anac ay tinanong sino ba sa iniyo
ang pinangang̃asaua dito nang moro
ang sagot nang anac uala po ama co
uala pó sino mang morong naparito.
Ani Andrés aco,i, napahamac ng̃ayon
at aquing tinaga ang Duque Almanzor
anang mang̃a anac baquin nagcagayon
paghahanaping cang hindi malalaon.
Cundangan ang Duque pinipilit aco
aquin dao ipayag ang isa sa iniyo
sa caniya macasal nang aayao aco
aco rao ay preso caya tinaga co.
Anang mg̃a anac ¡ay! sa ama namin
capilit-pilitan icao ay daracpin
nang mg̃a justicia,t, hahatulan tambing
nang daquilang duque icao,i, papatain.

Sapagca,t, ang Duque malaquing totoo
macapanyarihan dito sa Toledo
ang sino mang tauo at hatulan nito
ualang di susundin itong mĝa moro.

Cung icao,i, mamatay anong masapit
nitong buhay namin ditong magcapatid
sino pa sa amin ang mag tatanquilic
sampung puri namin ngayo,i, nanĝanĝanib.

Sapagca,t, sa moro,i, uala mang anoman
sumira nang puri nang mga binyagan
tungcol sa canila,i, hindi casalanan
mag hapay nang puri naman at pumatay.

Halina po ama at icao ay sumama
nming itatago sa loob nang cueva
cung pag hanapin man nang manĝa justicia
ay ualaca rito,i, dica maquiquita.

Ang duque Almanzor ang pagbalicang co
pagdacai,i tinauag yaong secretario
ang ica,i, parunan at pagsasabihan mo
yaong si Ambrocio animo,i, parito.

Yaong secretario pagdaca,i, lumacad
si Padre Ambrosio caniyang tinauag
capag dating naman lumapit nang agad
ang duque tinanong cung ano ang hangad.

Ang uica nang duque tignan mo Ambrosio
yaring aquin sugat at gamutin mo
uica ni Ambrosib hindi ma-aano
madaling gagaling sa cagamutang co.

Nĝuni,t, sino baga yaong tampalasan
tumagá sa iyo di naalang alang
cung naraquip na,t, nasa bilanguan
nang maparusahan sa guinauang iyan.

Ang sagot nang duque hindi co inano
sapagca,t, matapang ay cailañgang co
at cung di gayon ang sino mang tauo
hindi mañgañgahas tataguin aco.

Ang tauo ñgang ito aquing pinatauag
sapagca,t, ang lagay tantong mahirap
ang aquing sinabi ay caniyang ipayag
icasal sa aquin isa niyang anac.

Aayao pumayag ang amang matanda
cahit payamanin siya nang sagana
nang aquing pilitin aco ay tinaga
at bago nagtacbo siyeng biglang bigla.

Caya nga Ambrocio aquing hinihiling
ang nasabing ama iyong pag hanapin
na mangyaring iyong gauan nang magaling
yaong caniyang anac macasal sa aquin.

Sapagca ñga,t, aco,i, hindi mapalagay
ang loob co,t, puso sa sinta,i, naratay
sa dalagang yaon na aquing natanao
di co icatulog sa gabi at arao,

Di co malimutan ang ganda at diquit
dini sa puso co,i, nagbigay ligalig
ang tiñging co baga,i, tunay taga langit.
sa bunying profeta yao,i, Houris.

Sagot ni Ambrocio ay pabayaan mo
aco ang bahala paghahahanapin co
at baca sacali at quilala aco
bago co salitin ang bagay sa iyo.

Ano,i, sa matapus siya,i, napaalam
sa sariling looc guinugunam gunam
na hindi sasala,t, yao,i, binyagan
caya nga,t, nanaga di naalang alang.

Nagpatuloy nanḡa nang caniyang lacad
sa bahay ni Andres naquita ang anac
inautos nanḡa na tauaguing agad
yaong inyong ama,t, aquing macausap.
Uala po ang sagot ñaman sa caniya
ano po baga ang balita niya
sagot ni Ambrocio cung tunay nḡa siyang
tumaga sa duque siya,i, ligtas na
Sabihin pa baga ang tua nang añac
ang caniyang ama,i, tinauag nang agad
capag dnting naman Ambrocio,i, nanḡusap
tumahimic ca na at icao ay ligtas.
Sabihin pa baga mḡa catuaan
niyong mḡa anac naligtas ang buhay
at cung hindi sana ay sa cagalitan
nang mahal na duque siya ay nabitay.
Sabihin pa baga itong mag capatid
ang pasasalamat di mapatid patid
naligtas ang buhay niyong amang ibig
caya nḡa nanḡusap nang gayaring sulit.
Salamat salamat ó Dios na mahal
ang aming pagdaing iyong pinaquingan
naligtas si ama sa capanḡaniban
at nagbalang sigua niyong camatayan.
Si Ambrocio naman nagbalic din doon
at naquipagquita sa duque Almanzor
caniyang sinabi naquita co yaong
tumaga sa iyo quilala co nḡayon.
Mḡa matao palang tunay na binyagan
hindi nḡa papayag sa iyo,i, macasal
ang caniyang anac cahit pilitin man
at buntunan mo man nang maraming yaman

Ang sagot nang duque ay paano, caya
ang mabuting gauin sa iyong acala
nang aquing macamtan ang cometa,t, sula
sa puso co,t, loob nagbigay dalita.

Sagot ni Ambrocio cung icao,i, papayag
nang iyong macamtan icao,i, pabinyag
ang sagot nang duque ualang liuag-liuag
cung aco,i, ibiguin nang sinta co,t, liyag.

Hindi aco lamang ang mag bibinyagan
cung di tanang aquing casama sa bahay
mga alila co ay gayon din naman
sasabay sa amin cung cami icasal.

Cung gayon gauin mo uica ni Ambrocio
icao ay mag damit nang damit cristiano
at mag pangalang ca nang ngalang Antonio
isasama quita,t, ipamamanhic co

Na icao ay turuan nang mga dasalan
sapagca nga,t, lahat iyong nalimutan
ang sagot nang duque sa papaano man
ay aquing gagauin maibig na lamang.

Cung gayon ang uica naman ni Ambrocio
humanda ca,t, bucas aco,i, paparito
isasama quita,t, macacapisan mo
ang sinisinta mo at macacasalo.

Ang uica nang duque sa gandang paraan
ang inaacala mo,t, mga caisipan
diyata at aco ay macacapisan
nang diosang bumihag niring catauhan.

Aquing idaraing nang luha,t, himutoc
ang daquilang sintang sa puso,i, nagiagos
at upandin lamang puso niya,i, malunos
sa aquing pag luhog lumubag ang loob.

Si Ambrocio naman nang quinabucasan
siya ay nag balic at inanyayahan
ang mahal na duque at nag damit naman
nang damit cristiano tulad sa binyagan.
Nagsi lacad nanga,t, doon napatungo
sinabi cay Andres nitong si Ambrocio
uica,i, itong batang casama co rito
nang munti nabihag nitong mga moro
Lahat nang dasalan caniyang nalimutan
caloloua nito,i, nang hindi masayang
inyong caauaan na siya,i, turuan
cayo rao naman ay paglilingcoran.
Ang sagot ni Andres cung ibig na niya
ang siya,i, matuto ay iuan mo na
cayong mga bunso Juana,t Maria
inyong tuturuan cayo ang maestra.
Itong nag Antonio ay natira nanga
sa bahay ni Andres malaqui ang tua
ngayong tumititig sa masayang muc-ha
nitong si Mariang ninanasa nasa.
Nag paquitang bait mga cabutihan
malicsing malicsi saan man utusan
caya nga naman at quinatuaan
nitong mag aama at siya,i, minahal.
Lalo na si Maria puso,i, napahilig
dito cay Antonio dahil sa mabait
si Antonie naman panunuyo,i, labis
hangang sa nag tuloy sa mga pag ibig.
Mana,i, isang arao caniyang nilapitan
ang bunying si Maria,t, gayari ang saysay
poong co,i, salamat aquing natutuhan
ang mga turo mo na mga dasalan

Ang pagca tuto co anaqui himala
aco man sa aquin ay napapahanga
uala pang sang lingo sa aquing acala
ang mga tucsuhan natutuhang paua.
Balang ituro mo ay natatandaan
dahil ang maestra,i, tunay na larauan
ni Febo cung bagong litao sa silangan
dini sa puso co,i, nagbigay ligamgam.
Mula nang maquita ang ganda mo,t, diquit
tumimó ang sinta sa puso co,t, dibdib
sa arao at gabi hindi na naidlip
ang bait co,t, isip pinaulic ulic.
Pinag isip isip yaring aquing lagay
dahil sa mababa at alila lamang
aco,i, nanganganib baca di mabagay
yaring abang palad sa iyong carictan
Ang uica ni María magdahan dahang ca
huag pasilambang sa iyong pag sinta
icao ay mag hintay at mag masid muna
at di birong gaua ang pag aasaua.
Cung capalarun na,i, di nga pasasaan
cung loob nang Dios sino ang susuay
caya nga ang dapat ang icao,i, mag hintay
ang Dios na poon siya mong daingan.
Mabuting mag hintay loob ay piguilin
humingi nang aua sa mahal na Virgen
nang caniyang ituro sa icagagaling
nang dalauang pusong papag iisahin.
Yaon nga ang tunay sagot ni Antonio
at dapat na sundin ang mga hatol mo
aco namang yari ay mananagano
mangyaring ituro ang capalarang co.

Cung ang pagca quita ay sa biglang bigla
aquing nariringig na dating salita
ay bigla rin naman yaong pagca uala
ang masasapit pa,i, ang lumuha luha.
Sa di cauasa nga ay nagca sintahan
tuloy isinumpa nang totoong tibay
sila,i, parati nang nag sasalitaan
caya nga,t, ang ama sila,i, nasubucan
Tinauag si Maria caniyang binulas
ano baga,t, cayo,i, lagui nang nag uusap
tila sa ramdam co iyong nililiyag
ang isang alila at tauong mahirap.
Talastas mo,t, iyan mahirap ang buhay
anong mapapala mo cung cayo,i, macasal
hirap at hirap din ang casasapitan
di mo na inisip ang cahihinatnan
Bucod sa alila at buhay na mahirap
hindi mo pa tanto cung caninong anac
agad mong sisintahin di ca nag siyosat
taga saang bayan cung saan nag buhat.
Huag co na cayong muling masubucan
na cayo,i, parating mag sasalitaan
si padre Ambrocio aquing parurunan
ipacucuha co iyang batang iyan.
Pagdaca,i, tumungo doon cay Ambrocio
ang uica,i, cunin mo yaong si Antonio
pagca,t, di co ibig ang namamasdang co
sila ni María tila nagcacagusto.
Sila,i, parati nang nagsalitaan
tila tunay nangang nag cacasintahan
yao,i, dico ibig sa cailan paman
nasoc na alila at saca liligao.

¡ Ano ang pintas mo sagot ni Ambrosio
masama bang bata yan si Antonio
sa ugali naman masama bang tauo
at hindi mo ibig macasama niniyo

Sabihin mong lahat| manğa capintasan
cung baga masama manğa calooban
cung ugaling tamad di ca paglincuran.
sabihin mong lahat tanang casaman.

Ang sagot ni Andrés ay ualang-uala na
acong masasabi sa ugali niya
at ugaling mahal loob na maganda
at masipag naman at masunurin pa.

Nğuni,t, di co ibig yaong cagagauan
nasoc na alila,t, siya,i, tinuruan
at saca nğayon naguing catapusan
siya,i, nanğasaua aco,i, aayao

Uica ni Ambrosio yo bang quilaia
yang si Antonio na aquing dinala
ang sagot ni Andrés ay hindi aniya
sino baga yan sa aquin ibadya.

Yan nğa ang duque na sinugatan mo
naquita si María sininğatang totoo
siya,í, pabibinyag na mag cristiano
cung ibig ni María na maguing esposo.

Ang uica ni Andrés ¿at yan ang duque?
sa cahanğa-hanğa itong nangyayari
dahilan nğa lamang sa sintang malaque
nasoc na alila at siya,i, nagsilbi.

Ang sino mang duque hindi magagaua
cahit man tinablan nang sintang daquila
ay hindi papasoc na pa-aalila
at ang camahalan dapat icahia

Ang duque Almanzor caiba sa lahat
dahilan sa sinta bait ay nabulag
mang̃a camahalan oaniyang hinamac
manga cahihian hindi na nilin̄gap.
Caya ang uica co cun siya,i, binyagan
ipapayag co na ang sila,i, pacasal
sagot ni Ambrosio cun gayo,i, paalam
ihahanda co na ang pag-bibinyagan.
Aquing isasama yang si Antonio
nang maigayac na yaong palacio
bucod na capilla at ang isasabay co
yaong pagbibinyag at matrimonio.
Tinauag ni Andrés manga anac niya
caniyang sinabi si Antonio pala
ang mahal na duque di co naquilala
nasoc na alila' dahil cay María.
Itong magcapatid napatacaag lubha
diyata,t,| ang duque nasoc na alila
dahil nga lamang sa sintang daquila
camahalan niya di iquinahihia.
Ani Andrés María icao,i, gumayac
cayo,i, icacasal cung macapagbinyag
sabihin pa baga aná tina at galac
nang puso ni María na sunod ang hangad.
Anopa,t, naganap yaong pagcacasal
laquing pagsasaya,t, mang̃a catuaan
silang mag aama,i, doon na tumahan
caya,t, guminhaua ang canilang lagay.
Isang arao naman |si María,i, tinauag
nang caniyang esposo bago quinausap
aniya,i, esposa aco ay tumangap
narito,t, basahin ang padalang sulat.

Niyong Gobernador sa reinong Córdoba
aco rao,i, parroon at hahatulan na
yaong aquing usap malaquing halaga
caya cailangan ang mapaharap ca.
Caya nga irog co mangyaring tulutan
aco,i, paroroon ilang arao lamang
ang sagot ni María cun di na mabalam
tinutulutang co ang yong pagpanao
Huag malalaon agad cang babalic
alalahanin mo ang esposang ibig
laguing maninimdim sa iyong pag-alis
icao ay iilag sa manga panganib.
Ang mahal na duque nang macaalis na
si María naman nag utos pagdaca
ang lahat nang pinto ay ipinasara
hangang sa uala pa ang sintang asaua.
Ang manga bintana nasasarang lahat
ang manga lalaque pauang pinalabas
mahigpit na utos huag magbubucas.
cung tungcol lalaque ang siyang tatauag.
Tinauag si Juana aniya,i, caca co
mula nang umalis ang aquing esposo
pinasoc nang lumbay ang puso,t, loob co
hindi co matanto cung ito ay ano.
Ang sagot ni Juana huag mong pansinin
pagpipilitan mong puso mo,i, ma-alio
di mo naman sucat na panimdimin
sa pagca,t, ang duque ay tantong magaling.
Ipag pagayong co naman sa Cordoba
yaong Gobernador nag utos pagdaca
tanang mga mahal mag ipong lahat na
doon sa palacio,t, siya,i, may anyaya.

Nang magca ipon na doon sa palacio
tanang mg̃a mahal mga caballero
anang gobernador ay darating dito
yaong gran duque papurihan ninyo
Di pa nababalam ay sa darating na
ang duque Almanzor sinalubong nila
nangeg upuan na doon sa lamesa
bago nagsi cain laquing tua at saya.
Matapus cumain nang̃ag salitaan
ang uica nang duque aco ay nabalam
di nacaparito at nagca dahilan
sapagca nga,t aco muna,i, napacasal.
May isang mahal na caumpoc nila
lubhang mapalalo ngala,i, si Abdalá
ang siyang sumagot aco ng̃a aniya
di na cailangan ang mapacasal pa
Cabulaanan ng̃a yaong sinasabi
matibay ang puso nang mg̃a babai
na di tatalunin nino mang lalaqui
at di mahahapay ang hauac na puri.
Ituro sa aquin dalagang sino man
cahit di dalaga may asaua pa man
mailalabang co cahit mag pustahan
pag naligauang co pilit mahahapay.
Ang mahal na duque ay nagdalang galit
sa capalaluang caniyang naring̃ig
at ang taong ito,i, nasira ang bait
sa capalalua,t, cahambugang labis.
Aco ang lalaban ngayon nang pustahan
aco,i, may asaua sa Toledong bayan
parunan mo ng̃ayon at iyong ligauan
cung iyong mabihag aco,i, pabibitay.

At cung hindi naman icao ang bitain
òo ng͠a ang sagot naman nitong haling
aquing parurunan at cacausapin
anang duque ilan ang arao na taning.
Sagot ni Abdalá ay dalauang arao
aco,i, inyong hintin hindi magcucularg
aco,i, magdadala niyong catibayan
na aquing nabihag inyong matitingnan.
Anang gobernador yari na ang trato
sacsi itong lahat naritong guinoo
napaalam nang͠a itong maglililo
siya,i, napatung͠o sa bayang Toledo.
Nang siya,i, dumating caniyang natanao
ang m͠ga bintana pauang nasasarhan
at ang m͠ga pinto ay gayon din naman
tumauag man siya ay di siya bucsan
Sabihin pa baga itong si Abdalá
nang di siya bucsan laquing pagtataca
ano ang dahilan at nagca gayon na
ang bahay na ito laguing nacasara
Hindi na umalis siya,i, nagbabantay
sa tapat nang bahay nag paraan daan
may isang matanda namang mangagauay
nang siya,i, maquita agad nilapitan.
Uica nang matanda bunying caballero
tila may nasa ca sa pagca masid co
macapasoc diyan ang sagot ay òo
malaqui ang nasang macapasoc aco
Sagot nang matanda hindi mangyayari
baual ang pumasoc cung tungcol lalaqui
mahigpit ang utos nang punong babai
duquesa María asaua nang duque.

Uica ni Abdalá aco,i," iyong gauan
na macapasoc ca itanda mo lamang
ang laman nang cuarto mg̃a cagayacan
cung ilan ang mesa at sillang uupan.

At sampu nang catre cung ano ang gayac
sa muc-ha ni María icao,i, magmalas
cun may maquita ca na ano mang bacas
lunar at iba pa itanda mong lahat.

At cung magaua mo quita,i, babayaran
nang sangdaang piso ualang caculang̃an
sagot nang matanda ay aquing cucunao
bucas parito ca aquing ibibigay.

Matanda,i, lumapit sa pinto,t, tumugtog
matanto,t, matanda siya,i, pinapasoc
naquita si María cunua,i, nalunos.
ang uinica,i, hija salamat sa Dios.

Aco,i, nagpasuso nang icao,i, sangol pa
agad na ulila sa nag iuing ina
quita,i, inalilà quinandong-candong ca
hangan sa lumaqui iniuan na quita.

Ng̃ayon ng̃a at tila ito,i, catapusan
at aco,i, aalis paiibang bayan
parang pahimacas ang aco,i, tulutan
macatulog dito hangang bucas lamang.

Siya,i, tinulutan naman ni María
doon pinatulog sa casiping niya
nang hating gabi na,i. nagbang̃on pagdaca
ipinag tatanda ang balanga maquita.

Itong si María may lunas sa muc-ha
na nasa sa pisng̃i sa dacong caliua
madaling madali namang itinanda
pumutol nang buhoc at binalot nang̃a.

Capagca umaga siiya,i, napaalam
aco,i, patutungo sa malayong bayan
pag labas sa pinto nacaabang naman
yaong si Abdala,t, siya,i, hinihintay.

Yaong mga tanda tambing iguinauad
cay Abdala naman binasa nang agad
pagca basa niya,i, laquing tua tt ; alac
ito nga ang aquing mga hinahangad.

Narito,t, tangapin ang cabayaran mo
sa oras ding ito ay lalacad aco
ualang daan nganing di aco manalo
ualang ipupuing sa tandang dala co.

Lumacad na siya loob ay masaya
ó duque Almanzor humanda ca na
uala ngang pag sala at matatalo ca
pilit mabibitay sayang nang hininga.

Baquin mo hinamon aco sa pustahan
ang banta mo yata,i, di aco lalaban
itong masasapit icao ang talunan
at mabibitay ca ngayong sapilitan

Nang siya,i, dumating doon sa Cordoba
tanang caballero nagcacatipon na
siya,i, sinalubong binati pagdaca
Abdala,i, masaya tila, nanalo na.

Anang gobernador ngayo,i, cailangan
iyong ipaquita ang catotohanan
uica ni Abdala ay inyong paquingan
mahal na Almanzor ang aquing tuturan.

Ang iyong cuarto cubcob nang damasco
bordado nang pilac ¿ano ang uica mo
at may mesa pa nga sa guitna nang cuarto?
ang sagot nang duque yaon ay totoo.

Ang iyong catre,t, camang hihigan
bordado nang guinto sadyang cariquitan
at itong buhoc pang pinutol co.i, tingnan
cung sa esposa mo hayo.t, iyong turan

Ang sagot nang duque tunay na ng̃ang lahat
ang iyong sinabi dito at pahayag
anang gobernador cung uala cang dapat
na maitutol pa talo ca nang hayag.

Ang sagot nang duque uala cahit isa
na maitututol pa sa sinabi niya
ano ang gagauin naguing palad co na
ang aco,i, matalo.t, manalo ay siya.

Anang gobernador sa mg̃a sundalo
ang mahal na duque ay dalhin ninyo
dooon sa castillo nang mahal na tauo
sa icatlong arao bibitain ito.

At inyong biguian tanang cailang̃an
tintero,t, papel at batang utusan
sapagca,t, ito,i, ualang casalanan
sa canilang pusta ay natalo lamang.

Sumulat ang duque sa esposang liyag
sinalita niya ang nangyaring lahat
nang mabasa naman ni María ang sulat
biglang napaguicla agad nang gumayac.

Huming̃i sa ama nang isang cabayo
aquing ililigtas ang aquing esposo
doon sa nag sucab tauong maglililo
pagdaca,i, sumacay saca nag patacbo.

Ang mg̃a alajas caniyang dinala
diamante,t, guinto pauang mahalaga
nang siya.i, dumating doon sa Cordoba
hindi nagtuloy sa sintang asaua.

Ang guinaua muna,i, caniyang hinanap
ang isang platerong mabuti sa lahat
nang macaquita na,i, nag pagauang agad
isang paang hicao totoong marilag.
Ang hicao na ito ay labis na laqui
na pinasicsican nang mğa diamante
uica sa platero gauin mong mabuti
cahustuhang bayad icao ang mag sabi.
Iyong yayariin sa quinabucasan
ang platero naman nangaco pagcuan
caniyang yayariin na di maliliban
ay hustong sang libo mğa cabayaran.
Mayari ang trato guinaua nang agad
cabiac na hicao magaling sa lahat
anopa,t, nayari sa arao nang bucas
agad binilangan ni María ang bayad
Sapagca,t, nang arao na quinabucasan
arao nang sa duque siya,i, mabibitay
si María naman siya,i, nacaabang
ang sabit sa tainğa cabiac na hicao.
At bago tinacpan nang caniyang manto
siyang pagdaraan nang mğa sundalo
ang duque sa guitna sumusunod dito
tanang camahalan mğa caballero.
At ang gobernador nasa hulihan
ang lilong Abdala siyang caagapay
caalam alam nga,i, sa lalabas naman
nitong si María at bago humiyao.
Ang uica,i, iusticia poong Gobernador
aco po,i, iyong uliniguin ngayon
anang Gobernador ano baga yaon
hayo na,t, saysain yang nilalayon.

Yaring aquing hicao naquita mo baga
anang Gobernador totoong maganda
at sa sanditohan ualang pañgalaua
nacasisilao pa sa titig nang mata.

Ang cabiac po nito,i, cusang pinag nacao
niyang caballerong yong caagapay
yaong si Abdala,i, biglang napasigao
mata,i, nang didilat tumanong pagcuan.

¿Aco ay nag nacao? ¿at sino ca baga?
ani María,i, di mo aco caquilala
at hindi mo aco naquiquita-quita
di nacacausap? ngayo,i, magsabi ca

Sagot ni Abdala ay uala isa man
sa manga sabi mo,t, mañga tinuriñgan
di ca naquiquilala mag pacailan man
di ca nacausap cahit man miminsan.

Aco ang esposa naug duque Almanzor
hingi co,i, justicia poong Gobernador
baquit nĝa nagaua yang pamumusong
guri co,i, siraan nag bulaan tuloy

Ang sigao ni María sacsi cayong lahat
mañga caballerong ditoto ay caharap
di aco quilalala,t, di na cacausap
at di naquiquita nitong lilo,t, sucab.

Anang Gobernador mag si urong cayo
magbalic na lahat doon sa palacio
nag balican nañga tanang caballero
ang duque Almanzor at mĝa sundalo.

Nang mag catipon tinanong pagdaca
niyong gobernador yaong si Abdalá
uala nañga acong matatanong
sapagca,t, icao na ang siyang nagbadya.

Sa itatanong co,i, sumagot cang agad
yaong mg̃a tandang dito,i, iniharap
¿saan mo quinuha at saan nag buhat?
ng̃ayo,i, saysain ang nangyaring lahat.
Sa isang matanda sagot ni Abdalá
manggagauay rao aquing inaupa
anang gobernador saan natitira
hayo na,t, turan ang tahanan niya.
Doon din sa tapat nang sariling bahay
nang mahal na duque ang tinitirahan
doong co naquita iyang mangagauay
at doong co rin ng̃a pinaquiusapan.
Anang gobernador aco ang bahala
ipararaquip co nasabing matanda
at hahatulang co ayon sa guinaua
dapat na ihaguis sa malaquing siga.
Hayo na sundalo inyong dalhin naman
itong si Abdala isabilanguan
sa carcel nang tanan na may casalanan
sapagca ng̃a,t, ito may sala nang tunay.
Naualan nang puri,t, camahalang hauac
at naguing timaua parang tauong hamac
sa guinaua niya nitong pag susucab.
at ang pag daraya sa harap nang lahat.
Sa icatlong arao siya,i, bibitain
at iyong matanda inyo namang dacpin
sa malaquing siga ihaguis na tambing
nang di pamarahan nang sino ma,t, alin.
Ipag pagayong co naman sa dalaua
sa mahal na duque at caniyang esposa
ang duque halos maluhod sa paa
nang pasasalamat dito cay María.

Uica ni María baquit naisipan
na icao,i, lumaban naquipag pustahan
cung sacali,t, icao ang siyang nabitay
sampung aco naman pilit mararamay.
Bucod pa sa roon puri co,i, nasira
cumalat sa lahat aco,i, dalahira
balang macaalam pilit mauiuica
dahilan sa aquin buhay mo,i, nauala.
Ang capurihang co,i, mahiguit sa buhay
mamatay man aco cung may puring tañgan
ang batong tataquip sa aquing libiñgan
malinis at ualang bahid cahihiyan.
Isa pa sa roon sinta cong esposo
yayamang ngayon icao,i, cristiano
malaqui ang sala ang nagaua mo
at icagagalit nang Dios sa iyo.
Caya ñga ang dapat iyong pagsisihan
ang gayong calaquing gauang casalanan
at pag ticahan mo nang tantong matibay
upang .patauarin nang Dios na mahal.
Sa buhay nang tauo ang Dios nga lamang
ang may aring tunay nang at lahat nang bagay
sucat ba ninyong ipusta ang buhay
parang sarili na,t, ari ninyong tunay.
Ang uica nang duque esposa cong ibig
aco,i, patauarin di co napag isip
caya nabighani aco ay nagalit
sa capalaluan na aquing nariñgig.
Caya nga napatuloy naquipagpustahan
doong cay Abdalá labis cahambugan
talastas co naman puso mo,i, matibay
na di papayagang puri mo,i, mahapay

Aco,i, nagsisisi ano,t, nacagaua
di co na inisip na yao,i, masama
magmulà nğa nğayon aco,i, mag tatanda
di co na gagauin at salang daquila
Ano,i, sa matagus yaong pag bibitay
doong cay Abdala at gayon din naman
nahaguis sa siga yaong mangagauay
doon sa palacío muling nag capisan.
Yaong mğa mahal mğa caballero
ang duque,t, si María casama rin dito
anang gobernador nğayo,i, dinguin ninyo
ang dapat na gauin sa nangyaring ito.
Carampatan nganing ating ipag uagui
itong panalo nang isang babai
sa gayong cahigpit nang mğa nangyari
caniyang inaligtas ang asauang casi.
Cung ang itututol itatangui lamang
na di nahahapay ang puri nğang tangan
hindi mangyayari,t, isasagot naman
nagbabangong puri hago ay nahapay.
Yaong mğa tanda na ipinaquita
na catotohanang dala ni Abdala
ano baga cayang maisasagot pa
baquin caya ito,i, aquing macucuha.
Caya nga ang dapat ating ipag dangal
handugan nang puri nitong ating bayan
bucod sa musica,t, auít na saliuan
na ucol at bagay sa hinahandugan.

# Fin.